# FIQH
# 2

# فــقــه

[باللغة الفلبينية (تجالوج)]


تــرجـمـة :
محمد طه علي
المكتب التعاوني للدعوة والإرشاد وتوعية الجاليات بالربوة – الرياض

**Isinalin sa Wikang Tagalog ni:**
**MUHAMMAD TAHA ALI**
Islamic Propagation Office in Rabwah – Riyadh

مـر اجـعـة :
**عبد الرشيد بن محمد إلياس عبد الله فالينا**
الجامعة الإسلامية بالمدينة المنورة

**Sinuri at Isina-ayos ni:**
**GREGORIO *'ABDUR RASHEED* VALLENA III**
Islamic University in Al-Madinah Al-Munawwarah

# TALAAN NG MGA ARALIN

# KAHALAGAHAN NG KAALAMAN

Si Allah ay nagsabi sa Quran: ﴿ يَرْفَعِ اللَّهُ الَّذِينَ آمَنُوا مِنكُمْ وَالَّذِينَ أُوتُوا الْعِلْمَ دَرَجَاتٍ ﴾

*((Itinataas ni Allah ang mga nananampalataya sa inyo at yaong mga pinagkalooban ng Kaalaman ng matataas na bahagdan))* Al Mujadalah: 11

Sinabi pa Niya: ﴿ وَقُل رَّبِّ زِدْنِي عِلْماً ﴾

*((At sabihin mo (O Muhammad صلى الله عليه وسلم) Aking Panginoon! Dagdagan Mo ako ng kaalaman))* Taha: 114

عن أبي هريرة رضي الله عنه أن الرسول صلى الله عليه وسلم قال: ((**من سلك طريقا يلتمس فيه علما , سهل الله له طريقا إلى الجنة**)) رواه مسلم

Mula kay *Abu Hurayrah (Raa)* siya ay nag-ulat: Tunay! Ang Sugo صلى الله عليه وسلم ay nagsabi: *"Sinuman ang tumahak ng daan sa paghahanap ng kaalaman, padadaliin ni Allah para sa kanya ang daan patungong paraiso."* Isinalaysay ni Muslim

# MGA MAGAGANDANG ASAL SA PALIKURAN:

1- Pagdu-*dua'a* bago pumasok.
***Allahumma innee a'oodhu bika minal khubti wal khabaa'ith***
((O Allah! Ako po ay nagpapakupkup sa Iyo laban sa mga lalaki at mga babaing Demonyo))
2- Pagtatabing.
3- Pag-iwas sa pagharap sa *Qiblah* (direksyon ng *Makkah*).
4- Pag-upo ng patingkayad.
5- Pag-iwas sa tilamsik ng ihi at dumi.
6- Pag-iwas sa pagsasalita (nang hindi kinakailangan).
7- Paglayo sa mga lugar na ipinagbabawal dumihan (gaya ng lilom ng puno, daan, at lugar na pinagtitipunan ng mga tao).
8- Pamamaraan ng paglilinis:
  a. Pag-gagamit ng kaliwang kamay.
  b. Paghuhugas sa pamamagitan ng tubig (*Al Istinja'a*).
  c. Paglilinis sa pamamagitan ng mga bagay na tuyo gaya ng tissue, bato, dahon (*Al Istijmaar*)
9- *Dua'a* sa paglabas: (***Ghufraanak***).
10- Pag-una sa kaliwang paa sa pagpasok at ang kanang paa sa paglabas.

# *SUNAN AL-FITRAH*

Ang mga sumusunod ay *Sunanul Fitrah* o mga Likas na Kaugalian na itinuro ng Propeta (صلى الله عليه وسلم)
1- *As Siwak* (Paglilinis sa ngipin sa pamamagitan ng *miswaak*).
2- *Al Istihdaad* (Pag-alis ng buhok sa maselang bahagi ng katawan at kilikili).
3- *Al Khitaan* (Pagtutuli).
4- Pagputol sa bigote at pagpapahaba ng balbas.
5- Pagpuputol sa mahabang kuko.

# AT TAYAMMUM

- ito ay paraan ng *Tahaarah* o Pagpapakadalisay sa pamamagitan ng paghaplos sa mukha at dalawang kamay ng malinis at tuyong alikabok. Si Allah ay nagsabi:

﴿وَإِن كُنتُم مَّرْضَىَ أَوْ عَلَىَ سَفَرٍ أَوْ جَآءَ أَحَدٌ مَّنْكُمْ مِّنَ الْغَائِطِ أَوْ لاَمَسْتُمُ النِّسَآءَ فَلَمْ تَجِدُواْ مَآءً فَتَيَمَّمُواْ صَعِيداً طَيِّباً فَامْسَحُواْ بِوُجُوهِكُمْ وَأَيْدِيكُمْ مِّنْهُ مَا يُرِيدُ اللّهُ لِيَجْعَلَ عَلَيْكُم مِّنْ حَرَجٍ وَلَكِن يُرِيدُ لِيُطَهِّرَكُمْ وَلِيُتِمّ نِعْمَتَهُ عَلَيْكُمْ لَعَلّكُمْ تَشْكُرُونَ﴾

*((At kung kayo ay may sakit o nasa paglalakbay o nakaramdam ang isa sa inyo ng pagdumi o inyong nahaplos ang babae (nakipagtalik) at wala kayong matagpuang tubig, kung gayon ay magsagawa kayo ng Tayammum sa malinis na lupa. Haplusin ninyo ang inyong mga mukha at mga kamay sa pamamagitan nito. Hindi hinahangad ni Allah na kayo ay ilagay sa hirap, subalit Kanyang hinahangad na kayo ay dalisayin at upang ganapin ang kanyang biyaya sa inyo, nawa kayo ay tumanaw ng utang na loob))* Al Maa'idah: 6

## Isinasagawa ang *Tayammum* kapag:

1- Kapag walang matagpuang tubig.
2- May tubig ngunit kakailanganin ng tao sa pag-inom at iba pang mahalagang bagay.
3- Kung makakasama sa tao ang paggamit ng tubig (kung may sugat o nilalamig o may mabigat na karamdaman).
4- Kung ang tubig ay masyadong malamig at hindi kayang painitin (o mainit at hindi kayang palamigin).
5- Kung ang pagkuha ng tubig ay magbibigay ng malubhang pangainb sa buhay.

**PAALAALA:**
Maaring mag-*tayammum* bilang panghalili sa *wudhu* at *ghusl*.

## Pamamaraan ng *Tayammum*:

وقد روى عمار رضي الله عنه: أجنبنا فلم نجد الماء فتمرغنا التراب ثم صلينا فذكر ذلك للرسول صلى الله عليه وسلم فقال: ((**إنما كان يكفيك أن تقول هكذا وضرب بيده الأرض فنفخ فيهما فمسح وجهه وكفيه**)) رواه مسلم

Mula kay *Ammar bin Yaasir (Raa)* siya ay nag-ulat: Noong kami ay Junub (*hadath akbar*) at wala kaming matagpuang tubig, kami ay nagpagulong-gulong sa lupa (kagaya ng gingawa ng mga hayop) at pagkatapos kami ay nag-*Salaah.* Nang mabanggit namin iyon sa Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) at siya ay nagsabi: *Sapat na sa iyo ang gawin ang ganito:* at kanyang itinapik ang dalawa niyang kamay sa lupa pagkatapos ay kanyang hinipan ito at inihaplos sa kanyang mukha at kamay." Isinalaysay ni Muslim

1- Paggamit ng malinis na alikabok na nakakapit sa lupa (buhangin o bato o anumang bagay na tiyak na kinakapitan ng alikabok).
2- Isaloob ang *niyyah* (layunin) sa pagpapadalisay.
3- Sabihin ang *"bismillah"* at tapikin ang alikabok sa pamamagitan ng dalawang palad.
4- Hipan ang sobrang alikabok (kung kinakailangan).

5- Ihaplos ang mga daliri sa mukha at ang mga palad ng bawat kamay sa magkabilang labas na bahagi ng kamay hanggang pulso (kanang palad sa kaliwang labas ng kamay at kaliwang palad sa kanang labas ng kamay).

### Nakakapagpapawalang-bisa sa *Tayammum*:

* Anumang nakakasira sa *wudhu* at *ghusl*.
* Kapag nawala na ang mga dahilan sa pagpapahintulot ng *tayammum*.

# ANG *ADHAAN* AT ANG *IQAAMAH*

(Ang Panawagan sa Obligadong *Salaah*)

## Kahalagahan ng *Adhaan*:

قال رسول الله صلى الله عليه وسلم في الحديث: ((**فانه لا يسمع مدى صوت المؤذن جن ولا إنس ولا شيء إلا شهد له يوم القيامة**)) رواه البخاري

Sinabi ng Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) sa isang Hadeeth: *"Wala sa lahat ng nakakarinig sa boses ng Mu-adhen mula sa jinn, tao at ng lahat ng bagay kundi ang lahat ng ito ay magsasaksi sa kanya sa kabilang buhay."* Isinalaysay ni Al Bukhari

## Pamamaraan ng *Adhaan*:

***"Allahu Akbar, Allahu Akbar"***
(Si Allah ay Dakila, Si Allah ay Dakila)
***"Allahu Akbar, Allahu Akbar"***
(Si Allah ay Dakila, Si Allah ay Dakila)
***"Ash-hadu Alla Ilaaha Illallah, Ash-hadu Alla Ilaaha Illallah"***
(Ako ay sumasaksi na walang diyos na karapat-dapat sambahin maliban kay Allah, Ako ay sumasaksi na walang diyos na karapat-dapat sambahin maliban kay Allah)
***"Ash-hadu Anna Muhammadar Rasoolullah, Ash-hadu Anna Muhammadar Rasoolullah"***
(Ako ay sumasaksi na si Muhammad ay Sugo ni Allah, Ako ay sumasaksi na si Muhammad ay Sugo ni Allah)
***"Hayya 'Alas-salaah, Hayya 'Alas-salaah"***
(Halina sa Pagdarasal, Halina sa Pagdarasal)
***"Hayyah 'Alal-falaah, Hayyah 'Alal-falaah"***
(Halina sa Tagumpay, Halina sa Tagumpay)
***"Allahu Akbar, Allahu Akbar"***
***"Laa ilaaha illa-Allah"***
(Walang Diyos na dapat sambahin maliban kay Allah).

**PAALAALA:**

Idinadagdag sa *Adhaan* para sa *Salaatul Fajr* pagkatapos ng *"**Hayya 'Alal-falah, Hayya 'Alal-falah**"* ang mga katagang: *"**As-salaatu Khairum minan nawm, As-salaatu Khairum minan nawm**"* (Ang *Salaah* ay mas mainam kaysa sa Pagtulog)

*** Sinumang makarinig ng *Adhaan* makabubuting ulitin niya ang binibigkas ng *Mu-addhin* (nagsasagawa ng *Adhaan*) habang nananawagan maliban ang *"**Hayya 'Alas-salaah**"* at *"**Hayya 'Alal-falaah**"* dahil ang binibigkas dito ay *"**La hawla wa la Quwwata illa Billah**"*

## *Dua'a* Pagkatapos ng *Adhaan*:

Mainam na banggitin ang sumusunod na *du'a* pagkatapos ng Adhaan:

***"Allahumma rabba hadhi-hid da'watit taammah, was salaatil qa'imah, aati Muhammadanil waseelata wal fadeelata, wab 'ath-hu maqamam mahmoodanil ladhee wa 'adtah"***

(O Allah, Panginoon ng ganap na panawagang ito at *Salaah* na isasagawa, bigyan Mo si Muhammad ng karapatang mamagitan at kahigtan (sa lahat ng nilikha) at dalhin Mo siya sa pinakatampok na bahagi ng Paraiso na siya Mong ipinangako)

عن جابر رضي الله عنه آن رسول الله صلى الله عليه وسلم قال : ((**من قال حين يسمع النداء: اللهم رب هذه الدعوة التامة والصلاة القائمة آت محمدا الوسيلة والفضيلة وابعثه مقاما محمودا الذي وعدته، حلت له شفاعتي يوم القيامة**)) رواه البخاري

Mula kay *Jabir (Raa)* siya ay nag-ulat: Ang Sugo ni Allah ay nagsabi: *"Sinumang magsabi kapag narinig ang pananawagan (Adhaan) ng: "***Allahumma rabba hadhi-hid da'watit taammah, was salaatil qa'imah, aati Muhammadanil waseelata wal fadeelata, wab 'ath-hu maqamam mahmoodanil ladhee wa 'adtah***" ay magiging karapat-dapat sa kanya ang aking Pamamagitan sa Araw ng Pagbangong-Muli."* Isinalaysay ni Al Bukhari.

عن أنس رضي الله عنه أن الرسول صل الله عليه وسلم قال: ((**الدعاء لا يرد بين الأذان والإقامة**)) رواه أبو داود و الترمذي

Mula kay *Anas (Raa)* siya ay nag-ulat: Ang Propeta (صلى الله عليه وسلم) ay nagsabi: *"Ang Dua' sa pagitan ng Adhaan at Iqamah ay hindi matanggihan."* Isinalaysay ni Abu Dawud at At Tirmidhiy.

## Pamamaraan ng Iqamah:

***"Allahu akbar, Allahu akbar"***
***"ash-hadu allaa ilaaha illa-Allah"***
***"ash-hadu anna Muhammadar rasoolullah"***
***"hayya 'alas-salaah"***
***"hayyah 'alal-falaah"***
***"qad qaamatis salaah, qad qaamatis salaah"***
(Isasagawa na ang *Salaah,* Isasagawa na ang *Salaah*)
***"Allahu Akbar, Allahu Akbar"***
***"Laa ilaaha illa-Allah"***

# ANG *SUTRAH*

- ito ay isang bagay na inilalagay sa harapan ng nagsa-*Salaah*. Maaaring ito ay anumang bagay na pwedeng ipangharang sa bandang harapan ng nagsa*Salaah*. Mas mainam na kasing haba ng braso ang taas nito. Ang *sutrah* ng Imam ay siya na ring *sutrah* ng mga sumusunod.

**PAALAALA:**

Ipinagbabawal ang pagdaan sa harapan ng taong nagsasagawa ng *Salaah*. Sa ganitong kalagayan dapat na pigilan ng nagsa-*salaah* ang sinumang dumadaan sa kanyang harapan (sa lugar mismo ng pinagpapatirapaan).

# *SUJOODUS SAHW*

- ito ay dalawang pagpapatirapa na obligadong isagawa bago o pagkatapos ng *tasleem* kung nagkaroon ng pagkakamali o pagkalimot habang nagsasagawa ng *Salaah* ito man ay *Ziyaadah* (pagdaragdag), *Naqs* (pagkukulang), o *Shakk* (pag-aalinlangan).

## Pamamaraan ng *Sujoodus Sahw*

عن ابن مسعود رضي الله عنه  أن الرسول صلى الله عليه وسلم قال: ((**إذا زاد الرجل أو نقص فليسجد سجدتين**)) رواه مسلم

Mula kay *Ibn Mas'ood* (Raa) siya ay nag-ulat: Ang Sugo (صلى الله عليه وسلم) ay nagsabi: *"Kapag nadagdagan ang Salaah o nakulangan, nararapat siyang magpatirapa ng dalawang ulit."* Isinalaysay ni Muslim

## Paano at Kailan Isasagawa ang *Sujoodus Sahw*?

1- ***Ziyadah* (Dagadag) sa *Salaah*:** nangyayari ito kapag napatayo sa lugar na dapat umupo, o tumayo sa lugar na dapat umupo, o nadagdagan ang rukoo' o sujood, nararapat na mag-*sujood sahw* pagkatapos na *Salaah*.

- Kapag nadagdagan naman ang bilang ng *rak'ah* at nalaman ito pagkatapos ng nasabing *rak'ah*, mag-*sujoodu sahw* pagkatapos ng *salaam* at muling mag-*salaam*.. Kapag nalaman naman ito habang nasa karagdagang *rak'ah*, nararapat na umupo at mag-*tashahhud*, mag-*salaam*, magsujoodu sahw, at muling mag-*salaam*.
- Nararapat na itama ng mga *Ma'moom* (mga nagsa-*Salaah* sa likod ng Imam) ang *Imam* sa pamamagitan ng pagsasabi ng *"subhanallah"* para sa mga kalalakihan at pagpalakpak naman para sa mga kababaihan.

2- ***Naqs* (Pagkukulang) sa *Salaah*:** kapag ang nagkulang sa *Salaah* ay *rukn* o haligi tulad *takbeeratul ihram*, tuluyang mawawalang-bisa ang *Salaah* at hindi sapat ang *sujoodu sahw* para rito.

- Kapag ang naiwan naman ay maliban rito gaya ng *sujood* o *rukoo'* at naalala ito bago magbasa ng *Al-Fatihah* ng susunod na *rak'ah*, nararapat na balikan ang naiwang *rukn* at isagawa ang mga gawain tapos nito. Kung naalala naman na may kulang pagkatapos magbasa ng *Al-Fatihah*, ang kasalukuyang *rak'ah* ang siyang pamalit sa naunang nagkulang na *rak'ah*. Sa ganitong kalagayan, ang *sujoodu sahw* ay dapat isagawa bago mag-*Salaam*.
- Kapag nalaman ang nakaligtaang *rukn* pagkatapos mag-*Salaam*, ituturing na ang naiwan ay buong *rak'ah*. Kaya nararapat na isagawa ang buong *rak'ah* na ito at mag-*sujoodu sahw* bago mag-*Salaam*. Subalit kung nasira na ang *wudhu* o lumipas ang mahabang panahon, dapat nang ulitin ang *Salaah* mula sa simula.
- Kapag *wajibaat* naman ang nagkulang, nararapat na isagawa ito kung hindi pa nakapagsimula sa *wajib* o *rukn* pagkatapos nito. Subalit kung naisagawa na ang susunod *wajib* o *rukn* pagkatapos ng naiwanang *wajib*, hindi na siya nararapat na bumalik pa. Nararapat na mag-*sujoodu sahw* bago mag-*Salaam*.

3- ***Shakk* (Pag-aalinlangan) sa *Salaah*:** kapag nag-alinlangan sa bilang ng *rak'ah*, nararapat na ituring ang mas kaunting bilang sapagkat ito ang sigurado. Tapos ay magsagawa ng *Sujoodu Sahw* bago mag-Salaam.

- Kapag nagdalawang-isip naman kung anung *rak'ah* ang naabutan ng nahuli sa *Salaah*, ituring rin ang mas maliit na bilang at mag-*sujoodu sahw* bago mag-*salaam*.
- Kapag nag-alinlangan kung may naiwan na *rukn*, dapat isagawa ito at mag-*sujoodu sahw* bago mag-*Salaam*.

- Kapag nag-alinlangan kung may naiwan na *wajib* o nadagdagan, mawawalang-bisa ang pag-aalinlangang ito at hindi rin magsasagawa ng *sujoodu sahw*.

**Mga Halimbawa:**
1- Kapag ang isang tao ay nagsa-*Salaah* ng *Dhuhr* at siya ay tumayo para sa ika-limang *rak'ah*, pagkatapos ay kanyang naalaala ito, kaagad siyang umupo at basahin ang huling Tashahhud. Pagkatapos ay magsagawa ng *tasleem* at magpatirapa para sa *Sujoodus Sahw* at muling mag-*tasleem*.
2- Kapag ang isang tao ay nagsa-*Salaah* ng *Dhuhr* at kanyang naalaala na tatlong *rak'ah* lamang ang kanyang naisagawa habang nasa huling *Tashahhud*, obligado siyang tumayo para sa ika-apat na *rak'ah* at kumpletuhin ito. At pagkatapos ng huling *Tashahhud*, nararapat na magpatirapa ng *sujoodu sahw* bago mag-*tasleem*.
3- Kung habang nasa *Salaah* ng *Dhuhr* ay kanyang naalaala – matapos na siya ay ganap ng nakatayo sa ikatlong *rak'ah* – na hindi niya nabasa ang Unang Tashahhud (ito ay *waajib*), hindi na kailangan balikan pa ito, subalit obligado siyang magpatirapa ng *Sujoodus Sahw* bago magsagawa ng *tasleem*.
- Kung kanyang naalaala ito bago siya tuluyang tumayo, maaari siyang bumalik para basahin ang Unang *Tashahhud* at pagkatapos kukumpletuhin ang *Salaah.* Magkagayon, obligado pa rin na magpatirapa ng *Sujoodus Sahw* bago magsagawa ng *tasleem*.
4- Kung ang isang tao ay nagsa-*Salaah* ng *Dhuhr* at siya ay nagdadalawang-isip sa ikatlong *rak'ah* kung ito ba ay ikatlo o ika-apat, nararapat niyang piliin ang mas mababang bilang (3 *rak'ah*) at pagkatapos ng huling Tashahhud ay magpatirapa siya ng *Sujoodus Sahw* at pagkatapos ay magsagawa ng *tasleem*.

# SALAATUL JUMU'AH

- ito ay sama-samang pagdarasal na binubuo ng dalawang *rak'ah* sa loob ng Masjid para sa mga kalalakihang hindi naglalakbay sa Araw ng *Jumu'ah* (Biyernes) sa oras ng *Salaah* ng *Dhuhr*.

Si Allah ay nagsabi sa Quran:
﴿يَأَيّهَا الّذِينَ آمَنُوَاْ إِذَا نُودِيَ لِلصّلاَةِ مِن يَوْمِ الْجُمُعَةِ فَاسْعَوْاْ إِلَىَ ذِكْرِ اللّهِ وَذَرُواْ الْبَيْعَ ذَلِكُمْ خَيْرٌ لّكُمْ إِن كُنتُمْ تَعْلَمُونَ﴾
*((O mga taong mananampalataya, kapag ipinanawagan na ang Salaah sa Araw ng Biyernes, magmadali kayong umalaala kay Allah (pumunta sa Masjid) at iwanan ninyo ang paninda. Iyon ay mas makabubuti sa inyo kung nalalaman lamang ninyo))* Al Jumu'ah: 9

## Katangian ng *Jumu'ah*:

أبي هريرة رضي الله عنه أن رسول الله صلى الله عليه وسلم قال : ((**خير يوم طلعت عليه الشمس يوم الجمعة، فيه خلق آدم، وفيه أدخل الجنة، وفيه أخرج منها، ولا تقوم الساعة إلا في يوم الجمعة**)) رواه مسلم

Mula kay *Abu Hurayrah* (Raa) siya ay nag-ulat: Ang Sugo ni Allah (صلى الله عليه وسلم) ay nagsabi: *"Ang pinakamagandang araw na sinikatan ng Araw ay ang Jumu'ah (Biyernes). Sa araw na ito nilikha si Adam at sa araw din na ito siya ipinasok at inilabas sa Paraiso. At hindi magaganap ang Oras (Araw ng Paghuhukom) maliban sa Araw ng Jumu'ah."* Isinalaysay ni Muslim

## Mga Kondisyon ng *Salaatul Jumu'ah*:
**Oras**: tulad ng takdang oras ng *Salaatud Dhuhr*.

**Bilang ng tao**: Hindi bababa ng tatlo kasama na doon ang Imam.
**Dalawang *"Khutbah"***: tumatalakay sa mga usaping nagpapatibay ng pananampalataya kay Allah at mas mainam na magbigay ng mga solusyon sa mga problemang pang-lingguhan.
***Salaah***: Dalawang *Rak'ah* na pinapalakas ang pagbabasa sa mga ito.

**PAALAALA:**
Kapag dumating ang isang tao sa Masjid para sa *Salaatul Jumu'ah* nararapat na siya magsagawa ng dalawang *rak'ah* bago umupo. Kapag siya dumating pagkatapos ng ikalawang *Rak'ah* at hindi niya naabutan kahit na isang *rukoo'* dito, hindi na niya inabot ang *Salaatul Jumu'ah* kahit na siya ay nakasama sa *Salaah* na ito. Kaya obligado siyang mag-*Salaah* ng apat na *Rak'ah* para sa Dhuhr.

Tungkol naman sa *Sunnah* na *Salaah*: ito ay apat na *rak'ah* sa Masjid o dalawang *Rak'ah* sa bahay.

## Mga Bagay na Dapat Iwasan sa *Salaatul Jumu'ah*:
1- Pagsasalita habang nagku-*Khutbah* (kahit na ito ay pagbabawal sa iba na huwag magsalita).
2- Mga bagay na nakakatawag ng pansin habang nagku-*Khutbah*.
3- Hakbangan ang balikat ng mga tao sa Masjid.

## Mga *Mustahabb* (Mabubuting Gawain) sa *Jumu'ah*:
1- Pagpaparami ng *Salawaat* para sa Propeta صلى الله عليه وسلم.
2- Paliligo, pagpapabango, at pagsusuot ng magandang damit.
3- Maagang pagpunta sa Masjid.
4- Pagbasa sa *Sooratul Kahf* (ika-18 na Kabanata sa Qur'an).
5- Pagdu-*dua'a* sa mga huling oras ng *Jumu'ah*.

## Pamamaraan ng Pagbibigay ng *Khutbah:*
1- Tatayo ang Imam sa *Mimbar* (pulpito o entablado) at haharap sa mga tao at magsabi ng: *"Assalamu alaikum wa rahmatullaahi wa barakaatuhu."*
2- Uupo ang Imam at pagkatapos ay mag-*aadhaan* ang *Mu'addhin*.
3- Tatayo muli ang Imam at umpisahan ang Unang *Khutbah*.
4- Nararapat na ang *Khutbah* ay naglalaman ng:
1- Pagsabi ng *"Alhamdu lillah"* (Ang lahat ng papuri ay kay Allah).
2- Pagsabi ng: *"Assalaatu was salaamu `alaa rasoolillah"* (Ang pagpapala at ang kapayapaan ay mapasa Sugo ni Allah).
3- Pagbigay ng aral sa mga tao tungkol sa *"At Taqwaa"* (wagas na pagkatakot kay Allah).
4- Pagbasa ng talata mula sa Quran.
5- Pagbigay ng *Khutbah* sa mga tao na may mga paksang nagpapatibay ng kanilang pananampalataya kay Allah at lunas sa kanilang mga problema na pangkasalukuyan.
6- Panalangin kay Allah para sa iyong kapatawaran at sa mga mananampalataya sa pamamagitan ng pagasasabi ng: *"Astagfirullah"* (Ako ay humihiling ng kapatawaran kay Allah).
7- Dapat maging maikli lamang ang *Khutbah* at kapakipakinabang. Mas mainam na pinapalakas ng Imam ang kanyang boses sa *Khutbah*.
8- Maupo nang saglit ang Imam pagkatapos ng Unang *Khutbah*.
9- Tatayo ang Imam at uumpisahan ang Ikalawang *Khutbah*. (Babanggitin niya ang lahat ng nabanggit na sangkap ng *Khutbah*)
10- *Sunnah* na basahin ang *Sooratul A'ala* (87) sa Unang *rak'ah* at *Sooratul Ghaashiyah* (88) naman sa Ikalawa.

# SALAATUL ‘EID

***‘Eidul Fitr:*** Unang Araw sa buwan ng *Shawwal*.
***‘Eidul Adh-ha:*** Ika-10 Araw sa buwan ng *Dhul-Hijjah*.

## Kahulugan ng *Eid*:

- Sa literal na kahulugan: bagay na pabalik-balik.
- Ito ay mga araw ng kasiyahan, araw ng pagkain, pag-inom at pag-gunita kay Allah.

## Kondisyon ng *Salaatul ‘Eid*:

O**ras**: Pagkatapos sumikat ng araw (maaaring isang oras at kalahati pagkatapos ng *Salaah* sa Fajr).
***Salaah***: Dalawang *rak’ah* na pinalalakas ang pagbabasa ng *Al Fatihah* at mga *Soorah* sa dalawang ito.

***** Isinasagawa na walang *Adhaan* at *Iqamah*.

***** Sa Unang *Rak’ah* ay may pitong *takbeer* pagkatapos ng *takbeeratul Ihram*. Ito ay sa babanggitin sa pagitan ng *Du’a Al Istiftaah* at *“a’oodhu billahi minash shaytaanir rajeem.”*

*****Sa Ikalawang *Rak’ah* naman ay may limang *takbeer* pagkatapos ng *takbeeratul qiyam* o *takbeer* ng Pagtayo.

**Dalawang *Khutbah***: Isinasagawa pagkatapos ng *Salaah*.

## Mga *Mustahabb* (Kaaya-ayang Gawain):

1- Paliligo at pagsusuot ng maganda at malinis na damit.
2- *Sunnah* ang kumain ng *tamr* na gansal na bilang bago magsagawa ng *Salaah* sa ‘*Eidul Fitr* at kumain ng karne ng *Udhiyah* pagkatapos ng *Salaah* sa araw ng ‘*Eidul Adh-ha***.**
3- *Sunnah* ang pagsagawa ng *Salaah* sa labas ng ng Masjid, at *Sunnah* rin ang pagpunta sa *Salaah* sa *‘Eid* nang naglalakad sa isang daan at sa kabilang daan sa pag-uwi.
4- Pagbigkas ng *Takbeer*:

*“**Allahu Akbar, Allahu Akbar, Laa Ilaaha Illallah, Allahu Akbar, Allahu Akbar, Walil-laahil-hamd**”*

Mas mainam na hindi nagta-*takbeer* nang sabay-sabay.

# SALAATUL JANAAZAH

- ito ay *Salaah* na isinasagawa para sa isang yumaong Muslim.

عن أبي هريرة رضي الله عنه قال : قال رسول الله صلى الله عليه وسلم**:** ((**من شهد الجنازة حتى يصلى عليها فله قيراط ومن شهدها حتى تدفن فله قيراطان**)) قيل ما القيراط؟ قال: ((**مثل جبل أحد**)) رواه مسلم

Mula kay *Abu Hurayrah (Raa)* siya ay nag-ulat: Sinabi ng Sugo ni Allah صلى الله عليه وسلم**:** *“Ang sinuman ang dumalo sa patay at kasama siya sa mga nagsagawa ng Salaah para sa patay ay mapasa kanya ang isang Qeerat, at kung siya ay dumalo hanggang sa paglibing ay mapasa kanya ang dalawang Qeeraat.”* May nagtanong: Ano ang Qeeraat? Sinabi niya (صلى الله عليه وسلم) *“katulad ng bundok ng Uhod.”* Isinalaysay ni Muslim

## Pamamaraan sa pagsasagawa ng *Salaatul Janaazah*:

1- Ilagay ang patay na Muslim sa pagitan ng Imam at ng Qiblah. Tatayo ang Imam sa "tapat ng ulo ng yumaong lalaki" at sa "tapat naman ng bewang ng yumaong babae."
2- Isagawa ang *takbeeratul ihram* kasama ng pagtatas ng kamay sa tapat ng balikat o tainga at babasahin ng lahat ang Al Faatihah nang tahimik.
3- Isagawa ang Ikalawang *Takbeer* kagaya ng nauna at babasahin ang Ikalawang bahagi ng Huling *Tashahhud* nang tahimik (***"Allaahumma Salli Alaa Muhammad****…."*).
4- Isagawa ang Ikatlong *Takbeer* at bigkasin nang tahimik ang panalangin para sa patay.

***"Allaahummagh-fir lahu warhamhu wa aafihi wa'afu anhu. Wakrim nuzulahu wa wassi' mudkhalahu. Wagsilhu bil maa'i Wath-thalji Wal-baradi. Wa naqqehi minal khataayaa kamaa yunaqqath thawbul abyadu minad danas. Wabdilhu daaran khayran min daarihi wa ahlan khayran min ahlihi wa zawjan khayran min zawjihi wa adkhilhul jannah. Wa qihi fitnatal qabr wa adhaaban naar."***

(O Allah, bigyan Mo po siya ng kapatawaran at kahabagan Mo po siya, pagbigyan at pagpasinsiyahan Mo po siya. Ibigay Mo po sa kanya ang mabuting hantungan at palawakin Mo po ang kanyang libingan. At linisin Mo po siya ng tubig, niyebe at yelo. At dalisayin Mo po siya mula sa mga kasalanan tulad ng paglilinis ng puting damit mula sa karumihan. At palitan Mo po ang kanyang tirahan ng mas maganda kaysa dati niyang tirahan, ng pamilya na mas mabuti kaysa dati niyang pamilya, ng asawa na mas maganda kaysa dati niyang asawa. At papasukin Mo po siya sa Paraiso at iligtas mo po siya sa pagdurusa sa libingan at pasakit sa impiyerno)
5- Isagawa ang Ika-apat na *takbeer* at magsagawa ng *tasleem* sa bandang kanan lamang.

## Pagpapaligo sa Katawan ng Yumaong Muslim:

1- Paliliguan ng lalaki ang kapwa lalaki at ng babae ang kapwa babae. Maaari ring paliguan ng mag-asawa ang bawat isa sa kanila.
2- Alisin ang damit ang yumao subalit nararapat tatakpan ang *'awrah* nito.
3- Itaas nang kaunti ang likod at pipisilin nang banayad ang tiyan upang maalis ang lahat ng dumi at ihi. Mainam na sairin ang dumi at ihi sa katawan ng yumao hanggang sa abot ng kakayanan. Dapat gumamit ng maraming tubig habang naglilinis.
4- Alisin ang mga maruruming bagay sa ibang parte ng kanyang katawan sa pamamagitan ng paggamit ng guwantes at sabon.
5- Isagawa ang *ghusl* at *wudhu'* sa yumao. Obligado ang isang beses na pagpapaligo sa katawan at *Sunnah* naman ang tatlong beses na pagpapaligo rito. Mas mainam na paliguan ang katawan ng tubig na may *Sidr* (mansanitas) o sabon. At ang Panghuling pang-hugas ay tubig na may *Kaafoor* (Camphor) o pabango.
7- Nararapat na putulan ang bigote, kuko, at buhok sa kili-kili kung ang mga ito ay mahaba.
8- Nararapat na itarintas ang buhok ng babae sa tatlong bahagi.

## Pagbalot sa Katawan ng Yumao:

**1- Pagbalot sa lalaking patay:**

Mas mainam na ibalot ang patay sa tatlong *Lifafah* o telang pambalot sa buong katawan ng patay – na malinis, maputi, at mabango.

**2-Pagbalot sa babaeng patay:**

Mas mainam na ibalot ang babaing patay sa limang tela: ang *Izaar* (pantapis sa baywang hanggang paa) *Dira'a* (maluwang na panlabas na kasuotan) at *Khimar* (panakip sa ulo at mukha) at dalawang *Lifafah* na malinis, maputi, at mabango.

*** Matapos na balutin ang yumao ng tela, nararapat na talian ang katawan ng tela na mula rin sa ginamit sa ulo, dibdib, tiyan, binti, at paa.

## Paglibing sa Bangkay ng Yuamaong Muslim:

1- Nararapat na maging malalim at maluwang ang loob ng libingan.
2- Mas mainam na may *lahd* (uka sa isang gilid ng hukay sa bandang *Qiblah*) ang loob ng libingan. Tiyakin na sapat ang sukat ng *lahd* sa nakatagilid na katawan ng yumao.
3- Ibaba ang katawan ng yumao sa libingan habang sinasabi ang *"bismillah wa 'alaa sunnati rasoolihi."*
3- Nararapat na kalagin ang tali sa ulo at buksan ang mukha ng yumao. Pagkatapos, itagilid pakanan ang katawan ng patay sa *lahd* na nakaharap sa Qiblah.
4- Mainam na itataas ang puntod sa lupa nang hihigit ng isang palad.

# *SALAATU TATAWWU'*

- ito ang mga *Salaah* na kusang loob (boluntaryo) na isinasagawa at hindi obligado.

## Katangian ng *Salaatut Tatawwu':*

قال الرسول صلى الله عليه وسلم في الحديث: ((**أول ما يحاسب به العبد يوم القيامة من عمله الصلاة فان صلحت فقد أفلح وأنجح، وإن فسدت فقد خاب وخسر، فان انتقص من الفريضة شيء قال الله: "انظروا هل لعبدي من تطوع فيكمل به ما نقص من الفريضة**)) رواه الترمذي

Sinabi ng Sugo (صلى الله عليه وسلم) sa Hadeeth: *"Ang unang sisiyasatin sa gawain ng isang lingkod sa Araw ng Pagbangong-Muli ay ang Salaah. Kapag mabuti ang kalagayan nito, siya ay magtatagumpay at makakapasa. At kapag masama naman, siya ay matatalo at malulugi. At kung nagkulang ang mga Obligadong Salaah, sasabihin ni Allah: 'Tingnan ninyo kung may mga buluntaryong Salaah ang aking lingkod, at iyon ang pupuno sa mgapagkukulang niya sa Obligadong Salaah."* Isinalaysay ni At-tirmidhi

Mga Halimbawa ng mga *Salaatut Tatawu'*: ***Salaatud Duha*** (*Salaah* sa Umaga bago mag-*Dhuhr*), ***Tahiyyatul Masjid*** (*Salaah* na isinasagawa pag[asok at bago umupo sa isang Masjid), ***Sunnatul Wudhu*** (Dalawang rak'ah na isinasagawa pagkatapos mag-*wudhu*).

# *SUNAN RAWAATIB*

- ito ay mga *Salaah* na boluntaryo na maaaring bago at/o pagkatapos ng Limang Obligadong *Salaah.*

## Paraan ng Pagsasagawa nito:

1- Dalawang *rak'ah* sa oras ng *Fajr* bago ang mismong *Salaah* ng Fajr. Mainam na paikliin ito. Mainam rin na basahin ang *Sooratul Kaafiroon* (109) sa unang *rak'ah* at ang *Sooratul Ikhlas* (112) sa ikalawang *rak'ah* paminsan-minsan.
2- Apat na *rak'ah* bago isagawa ang Dhuhr (na nahahati sa tigalawang *rak'ah*) at dalawa pagkatapos nito.
3- Dalawang *rak'ah* pagkatapos ng Maghrib. Mainam na basahin ang *Sooratul Kaafiroon* (109) sa unang *rak'ah* at *Sooratul Ikhlas* (112) sa ikalawang *rak'ah* paminsan-minsan.
4- Dalawang *rak'ah* pagkatapos ng *'Ishaa'*.

# SALAATUL LAYL

- ito ay mga *Salaah* sa gabi pagkatapos ng *Salaatul 'Ishaa'.*

عن ابن عمر رضي الله عنه أن رسول الله صلى الله عليه وسلم قال: ((**صلاة الليل مثنى مثنى، فإذا خفت الصبح فأوتر**)) رواه البخاري و مسلم

Mula kay *Ibn 'Umar (Raa)* siya ay nag-ulat: sinabi ng Sugo ni Allah صلى الله عليه وسلم: *"Ang Salaah na pang-gabi ay tig-dadalawa. Kaya't kung natatakot na maabutan nang umaga, magsagawa ng isang Witr."* Isinalaysay ni Al Bukhari at Muslim.

**Oras nito**: Pagkatapos ng *Salaah* ng *'Isha* hanggang *Fajr*. Mas mainam na ito ay isasagawa sa ikatlong bahagi ng gabi.
**Dami ng *rak'ah:*** Isinasagawa ng Sugo صلى الله عليه وسلم ang *Salaah* sa gabi ng may (11) *rak'ah* at kung minsan ay (13) *rak'ah*.
- *Sunnah* sa pinaka-huling tatlong *rak'ah* na basahin ang *Sooratul A'ala* (87), *Sooratul Kaafiroon* (109), at *Sooratul Ikhlas* (112) paminsan-minsan.
- Mas mainam na pinatatagal ang pag-*rukoo'* (pagkayukod) at pag-*sujood* (pagpapatirapa).

# SALAATUL WITR

- ito ang pinakamainam na huling Salaah na isasagawa sa buong maghapon. Ang bilang ng rak'ah sa Salaah na ito ay witr o gansal. Ito ay pagdarasal na Sunnah na kailanman ay hindi iniiwan ng Sugo – saws - na siyang magsisilbing panghuling Salaah na isasagawa ng isang Muslim sa kanyang maghapon at magdamag. Binubuo ito ng isa, tatlo, lima, pito, siyam, o labing-isa o labintatlong rak'ah.

Magsisimula ang oras nito mula sa pagtatapos ng Salaatul 'Isha hanggang bago mag-Fajr. Isang beses lamang maaaring mag-witr ang isang Muslim sa buong maghapon. Mainam na isagawa ito sa pinakamalapit na oras bago mag-Fajr. Subalit kung nangangamba na maaabutan ng Fajr, itinatagubilin na isagawa ito bago matulog.

**Mga Pamamaraan ng Pagsasagawa:**
(a) mag-Salaah ng dala-dalawang rak'ah na may tasleem sa mga ito at dagdagan ng isang hiwalay bilang witr [2+2+2+1];
(b) mag-Salaah ng apat o anim o walo ng deretso at mag-tasleem at pagkatapos ay mag-Salaah ng isang hiwalay bilang witr [(4+1) o (6+1) o (8+1)];
(c) mag-Salaah ng apat o anim o walo o sampung deretso, mag-tashahhud sa huli subalit walang tasleem, pagkatapos ay tumayo bilang pang-witr, mag-tashahhud muli at mag-Tasleem.
**Pinakamaikling mainam:** 3 *rak'ah*.
**Pinakamahabang mainam:** 11 *rak'ah*.
**Pinakamaikling pinahihintulutan:** isang *rak'ah*.
**Pinakamahabang pinahihintulutan:** 13 *rak'ah*.

Mainam rin na mag-*Du'a* ng *Qunoot* sa pagkatapos ng *rukoo'* sa *witr*: ***((Allahumma ihdiniy feeman hadayta, wa 'aafiniy feeman 'aafayta, wa tawallaniy feeman tawalayta, wa baarik lee feemaa a'tayta, fainnaka taqdeey wa laa yuqdaa 'alayka, innahu laa yudhillu man waalayta, wa laa ya'izzu man aa'dayta, tabaraakta rabbanaa wa ta'aalayta))***

# SALAATU DUHAA

- ito ay *Salaah* sa umaga pagkalipas sumikat ng araw hanggang bago mag-*Dhuhr*.

عن أبي هريرة رضي الله عنه قال: ((**أوصاني خليلي بصيام ثلاثة أيام من كل شهر وركعتي الضحى وأن أوتر قبل أن أرقد**))

Mula kay *Abu Hurayrah (Raa)* siya ay nag-ulat: *Pinayuhan ako ng aking matalik na kaibigan (Propeta Muhammad صلى الله عليه وسلم) na mag-ayuno ng tatlong araw bawat buwan, magsagawa ng dalawang rak'ah ng Duhaa, at Salaatul Witr (Salaah na binubuo ng patlang na rak'ah) bago matulog."* Isinalaysay ni Al Bukhari at Muslim.
O**ras**: Magsimula pagkatapos sumikat ang araw hanggang bago sumapit ang tanghaling tapat .
**Bilang ng *rak'ah:*** Dalawang *Rak'ah* hanggang walo.

# SALAATUL ISTIKHAARAH

- ito ay *Salaah* na may dalawang *rak'ah* at sinusundan ng *du'a* na hinahangad ang Patnubay ni Allah para sa isang mahalagang bagay o pasiya. Sinasabi rito ang *du'a*:

***"Allahumma innee astakheeruka bi'ilmika, wa astaqdiruka biqudratika, wa as'aluka min fadlikal adheem, fainnaka taqdiru walaa aqdir, wa ta'lamu walaa a'alam, wa anta 'alaamul ghuyoob.***

***"Allahumma in kunta ta'lamu anna hadhal 'amr*** **(sabihin ang bagay na nais pagpasiyahan)** ***khayrun lee fi deeni wa ma'aashiy wa aaqibatu 'amriy, faqdirhu lee wa yassirhu lee thumma baarik lee feehi.***

***"Wa in kunta ta'lam anna hadhal 'amr sharrun lee fi deeni wa ma'aashiy wa aaqibatu'amri, fasrifhu 'anniy wasrifni 'anhu, waqdir leeyal khayra haythu kaana thumma ardiniy bihi."***

((O Allah! Tunay, humingi ako ng gabay (sa pagpili) sa pamamagitan ng iyong Kaalaman, at hinihingi ko ang Iyong Tulong sa pamamagitan ng iyong Lakas, at humihingi ako mula sa Iyong Dakilang Kabutihan. Sapagkat Ikaw ang Nagtatakda at ako hindi. At Ikaw ang Nakaka-alam at ako ay hindi. At Ikaw ang tanging Naka-aalam ng mga Kubling Kaalaman. O Allah! Kung Iyong nababatid na ang bagay na ito (sabihin ang bagay na nais pagpasiyahan) ay mainam para sa akin – sa aking Relihiyon, pamumuhay, at huli ng aking buhay – itakda Mo ito sa akin, gawin Mong madali ito para sa akin, pagkatapos ay biyayaan Mo ako dito. At kung Iyong nababatid na ang bagay na ito ay masama para sa akin – sa aking relihiyon, pamumuhay, at huli ng aking buhay – ilayo Mo ito mula sa akin at ilayo Mo ako rito, at itakda Mo sa akin ang nakabubuti kung saan ito nakatakda, at pagkatapos ay gawin Mo akong nalulugod rito))

# TAHIYYATUL MASJID

عن أبي قتادة رضي الله عنه أن رسول الله صلى الله عليه وسلم قال: ((**إذا دخل أحدكم المسجد فليركع ركعتين قبل أن يجلس**)) رواه البخاري

Mula kay *Abu Qatadah (Raa)* siya ay nag-ulat: Ang Propeta (صلى الله عليه وسلم) ay nagsabi: *"Kapag pumasok ang isa sa inyo ng Masjid, magsagawa muna ng dalawang Rak'ah bago maupo."* Isinalaysay ni Al Bukhari.

## SUNNATUL WUDHU'

- ito ay dalawang *rak'ah* na isinasagawa pagkatapos magsagawa ng *wudhu'* o *ghusl* (paliligo).

## SUJOODUT TILAAWAH

- ito ay hindi *Salaah* bagkus isang pagpapatirapa na isinasagawa kung kailan nakabasa o nakarinig ng isang *ayah* (Talata) na dapat pagpapatirapaan. Ito ay (15) *ayah*.

## SUJOODUS SHUKR

- ito ay isang pagpapatirapa para sa pagpapasalamat kay Allah.

عن أبي بكرة رضي الله عنه أن النبي صلى الله عليه وسلم **كان إذا أتاه أمر يسره أو بشر به خر ساجداً شكراً لله تعالى.**

Mula kay *Abu Bakrah (Raa)* siya ay nag-ulat: Kapag dumating sa Propeta (صلى الله عليه وسلم) ang isang bagay na nagpapasiya sa kanya o nakapagbibigay ng magandang balita, siya ay nagpapatirapa bilang pagpapasalamat kay Allah."

- Hindi na kailangan ang *wudhu* para sa pagsasagawa ng *Sujoodus Shukr*.

### Mga Oras na Ipinagbabawal Magsagawa rito ng *Salaah*:

1- Pagkatapos ng *Salaatul Fajr* hanggang pagsikat ng araw na ang agwat ay kasing haba ng sibat.
2- Kapag pumagitna ang araw sa itaas o tanghaling-tapat.
3- Pagkatapos ng *Salaatul 'Asr* hanggang sa paglubog ng araw.

## SALAATUL MAREED

- ito ay pagsa-*Salaah* ng may karamdaman.

Sinabi ni Allah: ﴿لاَ يُكَلِّفُ اللّهُ نَفْساً إِلاَّ وُسْعَهَا﴾

*((Hindi inu-obliga ni Allah ang isang may buhay maliban sa abot ng kanyang kakayanan))* Al Baqarah: 286

قال عمران بن حصين: **كانت بي بواسير فسألت النبي صلى الله عليه وسلم فقال:** ((**صل قائما فان لم تستطع فعلى جنبك**)) رواه البخاري

Mula kay *Imran bin Hussain*: Noong akoy may *"bawaaseer"* (sakit sa puwet), aking tinanong ang Propeta صلى الله عليه وسلم (hinggil sa pagdarasal ng may sakit) at kanyang sinabi: *"Isagawa mo ang Salaah nang nakatayo, at kung hindi mo kaya, isagawa mo nang nakatagilid ka."* Isinalaysay ni Al Bukhari.

- Kung hindi kayang isagawa ng may sakit ang mga naunang nabanggit, maari niyang isagawa ang *Salaah* nang nakahiga ngunit obligado na ibaba o itaas ang kanyang ulo sa tuwing magsagawa ng *Rukoo'* at *Sujood*.

- Kung hindi kaya ng may sakit na isagawa ang *Salaah* sa takdang oras nito sa tindi ng kanyang karamdaman, maari niyang pag-samahin ang dalawang *Salaah* sa isang oras.

### Mga Taong Hindi Nararapat na Magsagawa ng *Salaah*.

1- *Al Haa'idh:* babaeng may buwanang dalaw o regla.
2- *An Nufasaa':* babaeng may dugong lumalabas matapos magsilang.
3- *Al Majnoon:* may pagkukulang o sakit sa pag-iisip (baliw).

## *SALAATUL MUSAAFIR*

Sinabi ni Allah: ﴿ وَإِذَا ضَرَبْتُمْ فِي الأَرْضِ فَلَيْسَ عَلَيْكُمْ جُنَاحٌ أَن تَقْصُرُواْ مِنَ الصَّلاَةِ ﴾

*((Kung kayo ay maglalakbay sa kalupaan, wala kayong kasalanan kung kayo ay magpapaikli ng Salaah))* Al Nisaa: 101.

Para sa *Salaah* ng isang *Musaafir* (Manalakbay) maaari niyang gawin ang dalawang bagay:

### *Qasr* (Pagpapaikli ng *Salaah*)

- ito ay pagpapa-ikli ng bilang ng mga *Salaah* na may apat na *rak'ah* (*Dhuhr, 'Asr,* at *'Isha'*) na maging dalawang *rak'ah.*

### *Jam'a* (Pagsasama) ng mga *Salaah*:

- ito ay pagsasamang *Salaah* ng dalawang magkatabing oras na *Salaah* tulad ng *Dhuhr-'Asr* at *Maghrib-'Isha* sa oras ng alinman sa dalawa. Kung ang *Dhuhr* at *'Asr* o *Maghrib* at *'Isha* ay pinagsama sa oras ng naunang *Salaah,* ito ay tinatawag ng ***Jam'u Taqdeem***. At kung ang mga *Salaah* na nabanggit ay pinagsama sa oras ng nahuhuling *Salaah,* ito ay tinatawag na ***Jam'u Ta'kheer.***

**PAALAALA:**
Kung ang taong naglalakbay ay hindi sa daan o kalupaan o nakarating na sa kanyang paroroonan, mas mainam na hindi mag-*Jam'* subalit pinahihintulutan naman ang *Qasr*.

### Ang Layo na Maaaring Paikliin rito ang *Salaah*:

- Ang layo ng pagitan para sa pagpapaikli ng *Salaah* ay kung ano ang kinagawian ng tao para itoy matawag na paglalakbay. Marami rin sa mga Pantas na nagsasabi na maaaring paikliin ang *Salaah* kung ang paglalakbay ay lumampas ng 80 kilometro. Magsimula ang takda ng pagpapaikli kung kailan nilisan ng taong naglalakbay ang kanyang bansa.

### Oras ng Pagpapa-ikli:

Maaaring magpapaikli ang taong naglalakbay hanggang hindi pa niya isinasaloob na siya ay mamalagi sa lugar na kanyang kinaroroonan. Kapag mayroong mga Masjid sa lugar na kinaroroonan ng taong naglalakbay, obligado sa kanya na isagawa ang *Salaah* kasama ng Imam.

### Mga Bagay na Ipinapahintulot sa Paglalakbay:

1- Ang hindi pansamantalang pag-iwan ng *"Sunanur Rawaatib"* (maliban sa *Sunnatul Fajr at Salaatul Witr*).
2- Ang hindi pagsasagawa ng *Salaatul Jumu'ah*.
3- Ang hindi pag-aayuno.
4- Ipinapahintulot ang pagpupunas sa medyas sa loob ng tatlong araw.

# *SALAATUL ISTISQAA'*

- ito ay pagdarasal na *Sunnah* isinasagawa para humingi ng ulan kapag matagal na hindi dumarating ang inaasahang ulan na nagiging sanhi ng pagka-uhaw, tagtuyot, at pagkamatay ng mga hayop at pananamin.

Ang pagsasagawa nito ay katulad ng pagsa-*Salaah* ng *'Eid* maliban lamang na isang *Khutbah* lamang mayroon rito. Mainam rin na mag-*Du'a* pagkatapos ng *Salaah* nang nakaharap sa *Qiblah*, nakataas ang mga kamay, at nakabaliktad ang *Shimagh* o anumang balabal na suot.

# *SALAATUL KUSOOF*

- ito ay pagdarasal na *Sunnah* na isinasagawa kapag nagkakaroon ng *Solar* o *Lunar Eclipse*. Itinatapat ang oras nito sa pasimula ng *Eklipse* at tinatapos naman sa paglalaho nito. Kung sakaling matapos ng mas maaga sa Eklipse, nararapat na mag-*Du'a* o mag-*Dhikr*.

Isinasagawa ito ng dalawang *rak'ah* na sa bawat *rak'ah* ay may dalawang *rukoo'* na kasama ng *Jama'ah* ( o indibidwal) at binabasa ng malakas ang mga *Soorah*. Pagkatapos ng pagbasa ng *Al-Fatihah* at ibang *Soorah* sa *Qur'an*, magru-*rukoo'* at titindig muli mula rito. Magkagayon, muli siyang magbabasa, magru-*rukoo'* at titindig muli mula rito. Pagkatapos, saka siya magsu-*sujood*. Pagkatapos muli siyang tatayo para sa pangalawang *rak'ah* at muling isasagawa ang mga ginawa sa Unang *Rak'ah*.

Kapag naabutan lamang ang unang *rukoo'* sa alinmang *rak'ah* saka masasabi na naabutan ang *rak'ah* na yaon.